WIKIPEDIA

# Wikang Serbiyo

Mula sa Wikipediang Tagalog, ang malayang ensiklopedya

**Nangangailangan ang artikulo o seksiyon na ito ng *pagwawasto* sa balarila, estilo, pagkakaisa, tono o baybay.**
Maaari kang makatulong sa pamamagitan ng pagbabago nito (https://tl.wikipedia.org/w/index.php?title=Wikang_Serbiyo&action=edit) ngayon.

**Ang artikulong ito ay nangangailangan ng maayos na salin.**

| **Serbiyo** | |
|---|---|
| **српски *srpski*** | |
| **Sinasalitang katutubo sa** | Serbiya, Montenegro, Bosnia at Herzegovina, Croatia at mga magkalapit na rehiyon |
| **Mga katutubong tagapagsalita** | 12 million[1] (*nawawalang petsa*) |
| **Pamilyang wika** | Indo-Europeo<br>▪ Balto-Eslabo<br>▪ Eslabo<br>▪ Timog Eslabo<br>▪ Kanluran<br>▪ Serbo-Kroato<br>▪ **Serbiyo** |
| **Sistema ng pagsulat** | Alpabetong Siriliko, bersiyong Serbiyo<br>Alpabetong Latin ni Gaj |
| **Opisyal na katayuan** | |
| **Opisyal na wika sa** | Serbia<br>Bosnia and Herzegovina<br>*Kosovo* |
| **Kinikilalang wikang pang-minoridad sa** | Croatia<br>Hungary[2]<br>Montenegro<br>Slovakia[3]<br>Republikang Tseko[4]<br>Macedonia[5]<br>Rumanya |
| **Pinangangasiwaan (regulado) ng** | Board for Standardization of the Serbian Language |
| **Mga kodigong pangwika** | |
| **ISO 639-1** | sr |
| **ISO 639-2** | srp |
| **ISO 639-3** | srp |

Ang **Serbiyo** ang isa sa mga pamantayang bersyon ng diyasistemang Gitnang-Timog Eslabo, na dating (at malimit pa ring) tinatawag na Serbo-Kroato (Serbo-Croatian). Pangunahing ginagamit ang Serbiyo sa Serbiya, Montenegro, ang Republika Srpska sa Bosnia at Herzegovina, at ng mga Serbiyo sa ibayong dagat.

Base sa dyalektong *Štokavski* ang Serbyo, may anyo itong Kanluran at Silangan, at pareho itong nasusulat sa Alpabetong Latin at Alpabetong Siriliko. Naiiba rin ang bersyong Serbyo sa ponetikong pagtranskribi nito ng mga pangalang banyaga.

Nagsimulang lumitaw ang literaturang Serbyo noong Gitnang Panahon, kung kailan nalikha ang ilang mga akda tulad ng *Miroslavljevo jevandjelje* (Ang Ebanghelyo ni Miroslav) na isinulat noong 1192 at ang *Dušanov zakonik* (Ang Kodigo ni Dušan). Habang kaunti lang ang napreserbang sekular na akda, akma naman sa panahon ang mga yon na napreserba. Halimbawa ang *Serbian Alexandride*, isang akda tungkol kay Dakilang Alejandro, at isang salin sa Serbiyo ng Tristán at Isolda.

Sa kahulihang dulo ng ika-14 dantaon, nalupig ng Imperyong Otomano ang Serbya at nawalan ng oportunidad ang paglikha ng sekular na literatura. Gayunman likha ng panahong ito ang ilan sa mga pinakadakilang akdang panliteratura sa Serbyo at ito ay nasa anyo ng literaturang oral, kung saan ang pinakatanyag ay ang mga epikong Serbiyo. Isang katotohanan na inaral ni Goethe ang wikang Serbiyo upang makapagbasa ng poesiyang epikong Serbyo sa orihinal. Nalikha lamang ang literatura sa anyong nakasulat sa mga monasteryo at simbahan para sa gamit pangrelihyon, at nasa Sinaunang Eslabong Pansimbahan (*Old Church Slavonic*) ang mga ito. Pagkarating ng kahulihang dulo ng ika-18 dantaon alyenado na ang literaturang nakasulat mula sa wikang sinasalita. Noong simula ng ika-19 dantaon sinundan ni Vuk Karadžić ang mga naunang gawa ni Sava Mrkalj ukol sa pagrereporma ng alpabetong Siriliko gamit ang prinsipyong ponetiko, at ginawa niya ring isulong ang paggamit ng wikang sinasalita bilang pamantayang pangliteratura.

1494 nang unang mailathala sa Cetinje ang unang aklat sa Serbiyo, 40 taon lang ang nakalipas nang maimbento ni Johannes Gutenberg ang *movable type*.

Estadistika ng mga tagapagsalita alinsunod sa bansa:

- Serbiya: 6 770 000
  - Vojvodina: 1 557 020 (2002)
  - Gitnang Serbiya: 5 063 679 (2002)

    - Kosovo at Metohija: 150 000
- Montenegro: 401 382 (2003)
- Bosnia at Herzegovina: 1 500 000
- Croatia: 44 629 (2001)
- Masedonya: 33 315 (2001)
- Rumanya: 20 377 (2001)
- Australya: 50 000 (2001)




## Talasanggunian

1. http://www.rts.rs/page/stories/sr/story/125/Dru%C5%A1tvo/45760/Srpski+jezik+govori+12+miliona+ljudi+.html
2. Ec.Europa.eu (http://ec.europa.eu/education/policies/lang/languages/langmin/euromosaic/hu_de.pdf)
3. B92.net (http://www.b92.net/eng/news/society-article.php?yyyy=2010&mm=02&dd=09&nav_id=65083)
4. "Minority Rights Group International : Czech Republic : Czech Republic Overview" (http://www.minorityrights.org/?lid=1834). Minorityrights.org. Nakuha noong 2012-10-24.
5. "Minority Rights Group International : Macedonia : Macedonia Overview" (http://www.minorityrights.org/?lid=4021). Minorityrights.org. Nakuha noong 2012-10-24.

## Mga kawing panlabas

- *Standard language as an instrument of culture and the product of national history* (http://www.rastko.org.yu/isk/pivic-standard_language.html) artikulong sinulat ng tanyag na linggwistang si Pavle Ivić
- Diksyonaryong Serbyo-Inggles at Inggles-Serbyo sa SlavicNet (http://www.slavicnet.com/)
- Diksyonaryong Serbyo-Aleman-Inggles sa Krstanica (http://www.krstarica.com/dictionary/)
- Serbian School (kursong *online* sa wikang Serbyo sa Inggles) (http://www.serbianschool.com/)
- Serbian Language and Culture Workshop (http://www.srpskijezik.edu.yu) Learn Serbian